Pinapatnubayan
ng
Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong

# ANG Bayan

Inilalathala ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas




MATAPOS ANG PAGPATAY...

May di karaniwang tindi ang mga aksyong masang nilalahukan ng milyun-milyong mamamayan nitong nakaraang mga linggo sa Metro Manila at ibang dako ng Pilipinas (p. 2).

Sa gitna ng maigting na krisis sa pulitika'y higit na nahihiwalay ang diktadurang US-Marcos, at higit na nagkakaisa ang malawak na sambayanan sa pagtuligsa sa pasistang paghahari at imperyalistang dominasyon (p. 3). Ipinapakita ng mga pangyayari na ang "paghahari ng batas" sa ilalim ng rehimeng ito ay panakip lang para sa kontra-rebolusyonaryong karahasan ng estado. (p. 6).

SETYEMBRE 1983

## NILALAMAN

# 300,000 mamamayan, tumuligsa sa rehimen

Mahigit 300,000 mamamayan ang tumuligsa sa rehimeng US-Marcos at nanindigan sa hustisya, demokrasya at kalayaan, sa pinakamalaking raling naganap sa kasaysayan ng Pilipinas. Idinaos ito sa Liwasang Bonifacio sa Maynila nitong Setyembre 21, ika-11 anibersaryo ng pagpapataw ng batas militar.



Noong gabing iyon, pinaputukan ng mga pasistang tropa ang libu-libong di armadong demonstrador na nagtipun-tipon malapit sa tulay ng Mendiola, sa harap ng palasyo ng Malakanyang. Di kukulangin sa 11 ang namatay at umaabot sa daan ang nasugatan sa ilang oras na labanang naganap. Sa ibang lugar sa Metro Manila, naglunsad din ng ispontanyong mga pagsalakay ang mamamayan laban sa rehimen.

Nagdaos din ng malalaking demonstrasyon noong araw na iyon sa ibang mga lugar, gaya ng mga syudad ng Angeles, Baguio, Cebu at Zamboanga, at sa Tarlac, Tarlac.

Ang rali sa Maynila ay inorganisa ng Justice for Aquino, Justice for All Movement (JAJA), isang kilusang binubuo ng may 40 organisasyon at ng Liberal Party, Unido, at PDP-Laban. Nagsalita ang mga kinatawan ng iba't ibang sektor ng lipunan, mga lider ng oposisyonistang mga partidong pampulitika, at ang byuda ni dating Senador Benigno Aquino Jr. na pinatay noong Agosto 21.

Ang ilan pa sa mga aksyong masa sa Metro Manila ay:

-- Boykot ng klase sa iba't ibang paaralan at pagprotesta ng mga istudyante sa pag-iral ng komersyalismo sa edukasyon, pagsupil sa kanilang karapatan sa iskwela, at pagdomina at panghihimasok ng imperyalismo sa bayan. Noong Setyembre 15, sa Liwasang Bonifacio, nagrali ang 15,000 istudyante at guro mula sa 21 unibersidad at kolehiyo sa Metro Manila. Nagrali uli sila roon noong Setyembre 20.

-- Martsa at rali para sa katarungan noong Setyembre 16, na nilahukan ng mahigit 10,000 empleyadong lumabas sa kani-kanilang upisina sa Makati. Namuno rito ang Samahan ng mga Negosyante para kay Aquino.

-- Piket ng JAJA sa harap ng upisina ng mga dyaryong kontrolado ng rehimen, ang *Bulletin Today, Daily Express* at *Times Journal*, noong Setyembre 16. Binatikos ng mahigit 1,000 istudyante, tao ng simbahan at iba pa, ang pagsupil sa kalayaan sa peryodismo, at nanawagan sa mga peryodista na labanan ang pandidikta ng gubyerno.

Bago nitong mga nabanggit na aksyong masa, ipinamalas ng milyun-milyong mamamayan ang protesta sa pagpatay kay Aquino at poot sa tiraniya ng rehimeng Marcos nang nakiramay sila habang nakaburol (sa Maynila at Gitnang Luson) si Aquino mula Agosto 22 hanggang ilibing siya noong Agosto 31. Di bababa sa dalawang milyon ang tantya sa mga lumabas para sa 27-kilometrong martsa patungong libingan.




# Maigting ang krisis pampulitika

Bahagi ng milyun-milyong lumabas at nagmartsa sa libing ni Aquino: dadaan sa mga liko't ikot ang proseso ng komprontasyon bago mapagpasyang makapagtatagumpay ang mamamayan.



Isang maigting na krisis pampulitika ang yumayanig ngayon sa pasistang diktadurang US-Marcos kasunod ng pagpatay nito kay dating Senador Benigno Aquino Jr., at napakapaborable ng kundisyon para mabilis na isulong ang rebolusyonaryong pakikibaka.

Itinuring ng rehimen na ang pag-uwi ni Aquino ay malaking banta at paghahamon sa patuloy na paghahari ng pangkating Marcos. Pero nang siya'y kanilang patayin, para lang nabuhusan ng gasolina ang sigâ. Ngayon, higit kaysa kailanman, lubhang nahihiwalay ang naghaharing pangkatin.

Ang kasuklam-suklam na krimen ay iniugnay ng masa sa napakarami nang karahasan at pang-aaping dinanas nila sa kamay ng pasistang rehimen, at dagdag pa sa matagal nang pagngingitngit sa sariling mga problema sa kabuhayan. Bagamat ang tiyak na rela-relasyon ng mga karanasan at damdaming ito ay hindi pa malinaw na nabubuo sa isip ng karamihan, ang tunay na pagdadalamhati at galit sa pasistang pangkatin ay nasa puso ng milyun-milyong karaniwang taong dumalaw sa burol ni Aquino at nakipaglibing sa kanya.

Sa kabilang banda, higit na nagliwanag sa madla ang pagsasandigan sa isa't isa ng pangkating Marcos at imperyalismong US. Nangamba ang US na ang pagtigas ng anti-diktadurang paninindigan ng mamamayan ay umabot sa antas ng tahasang pagkalaban sa dominasyong imperyalista at laluna sa pagkakaroon dito ng mga baseng militar ng US. Kayat agad nang nilinaw ng administrasyong Reagan na ang pinakaimportante para sa US ay ang pagpapanatili ng mga istratehikong baseng militar na ito. Ang naging publikong tindig ng gubyerno ni Reagan, na ayaw pa ring bitiwan ang planong dalawin si Marcos sa Nobyembre, ay hanggang sa paghingi lang ng "makatarungang imbistigasyon" sa pagpatay kay Aquino. Ang pasistang pangkatin pa rin ang itinuturing ng US na pinakamabisang tagapagtanggol ng imperyalistang paghahari sa Pilipinas.

Sa hanay ng mga repormistang burges, dumami ang mga nakumbinse na wala na ngang mapayapang paraan upang baguhin ang pasistang paghahari ng pangkating Marcos, at wala rin silang maaasahan mula sa gubyerno ng US. Bagamat bahagi sila ng mga naghaharing uri, mas handa sila ngayong pumanig sa pakikibaka ng mamamayan.

Sa loob mismo ng pangkating Marcos, may mga gusto nang tumiwalag bunga ng

pagpatay kay Aquino, matinding pagkagalit ng mamamayan sa rehimen, at lumalaking konsentrasyon ng kapangyarihan sa kamay ng ilang myembro ng pangkatin. Sa darating na panahon ay malamang na bumaligtad ang mga pinuno't tauhan nitong naagrabyado, o di kaya'y talagang di na makasikmura sa kasamaan ng rehimen.

Kayat nahaharap ngayon ang diktadurang US-Marcos sa suliranin ng kung paano aagapan ang pagkatibag ng kapangyarihan at otoridad nito sa buong bayan, laluna't hindi maibabangon sa madaling panahon ang nakasadsad na ekonomya.

Una sa lahat, hinahangad ng rehimen na mapigil ang paglaganap at pagtindi ng rebolusyonaryong armadong pakikibaka sa buong kapuluan, gayundin ang paglakas ng anti-diktadurang kilusang masa di lamang sa kanayunan kundi maging sa mga kalunsuran.

Kasabay nito'y kailangang pag-ibayuhin pa ng rehimen ang pagsasamantala't panghuhuthot sa sambayanan para matustusan ang lumolobong gastos ng paniniil, huwag nang sabihin pa ang sariling karangyaan.

At isa pa, nagiging importanteng kwestyon ngayon ang pag-aayos sa pagpasa ng kapangyarihan sa mga magpapatuloy sa paghahari ng pangkatin, sa kalagayang hindi naman imortal si Marcos gaano man siya kalusog at epektibong nagdidirihe ngayon sa takbo ng rehimen.

## Kilusang anti-diktadura

Hindi nahinto sa libing ni Aquino ang mga malaking demonstrasyon laban sa gubyerno. Sa sumunod na mga araw at linggo, ang hayag na paglaban sa tuta, malupit at bulok na rehimen ay parang malakas na along dumaluyong sa bayan, laluna sa Metro Manila. Itinuluy-tuloy ng masa ang mga martsa, rali, *noise barrage*, simposyum at ibang pagpapahayag. Nagboboykot ang mga istudyante sa kanilang klase. Nagpaparami't nagpapamahagi ng mga polyeto ang mga empleyado, maski sa mga upisina ng gubyerno. Kahit ang malalaking negosyante ay lumahok at nanguna sa ilang aksyong protesta. Sumulpot ang isang malawak na kilusang humihingi ng katarungan para kay Aquino at sa lahat ng biktima ng pasistang paniniil. At noong Setyembre 21, bumuhos sa Liwasang Bonifacio ang daan-daanlibong mamamayan mula sa lahat ng sektor ng lipunan, para sa nagkakaisa't militanteng pagbatikos sa pasistang diktadurang nagkulong na lamang sa Malakanyang.

Sa United States, mariing tumutol ang mga Pilipino at Amerikano, na nanawagan kay Reagan na kanselahin ang pinaplanong pagdalaw kay Marcos. Isang impluwensyal na grupo ng mga lider pampulitika sa US ang naggigiit din na huwag ikompromiso ang matagalang mga interes ng US sa Pilipinas alang-alang sa isang pangkating sobra na ang baho. Ang rehimen ay kinondena ng maraming mamamayan at lider sa buong daigdig kaugnay ng pagpatay kay Aquino.

Sa harap ng mabilis na pag-igting ng mapanlabang diwa ng mamamayan, sa hanay ng mga burges na repormista'y lumakas ang tunguhing pumanig sa rebolusyonaryong kilusan. Bago pa patayin ng rehimen ang kanilang lider na si Aquino, marami na sa kanila ang tumatakwil sa ideya ng paghingi ng konsesyon sa diktadura. Nakita na nilang hindi tutulong ang US kung nais nilang maibalik ang kapayapaan at demokrasya sa Pilipinas, sapagkat ang administrasyong Reagan pa nga ang pumipilit sa kanila na makipag-ayusan sa rehimen. Sa halip, tinatanggap na ng panig na ito ng blokeng repormista na kailangang umasa sa masa ng mamamayan para sa makabuluhang pagbabago, at para dito'y gamitin ang mga paraan ng armadong pakikibaka at hayag na pakikibakang masa.

Nadagukan naman ang kabilang panig ng mga burges na repormista, na dati nang nagtataguyod sa palasukong linya ng "*critical collaboration*" (pumupuna pero nakikipagtulungan). Sa pagpatay kay Aquino, inalis ng rehimen ang katiting nilang batayan para asahan na may makukuhang pakinabang sa gayong pakikipagtulungan. Wala nang pagkakasundong maaaring tanggapin sa loob ng balangkas ng patuloy na paghahari ng pangkating Marcos. Upang makahabol sa rebolusyonaryong agos, nagharap ang panig na ito ng programang nakaangkla sa pagbibitiw ni Marcos, na ang nilalaman ay ang pagbubuo ng isang pansamantalang gubyernong tatawag ng eleksyon sa loob ng dalawang buwan.

Totoo na hakbang itong pasulong mula sa dating pusisyon na ang "pambansang pagkakasundo at pagkakaisa" ay dapat maisagawa ng rehimen. Subalit gaya na rin ng ikinakatwiran ng kabilang panig ng blokeng repormista, ang islogang "magbitiw si Marcos!" ay imposibleng maipatupad. Katunayan, sa unang bungad pa lang ng panawagang ito'y sumagot na ang diktador na hinding-hindi niya sila pagbibigyan. Bukod dito, at mas mahalaga pa, ang gayong islogan ay maglilihis sa masa mula sa tamang direksyon na kusa na nilang sinusunod. Papapaniwalain pa sila na may malasakit ang pasistang rehimen para sa Pilipinas at sa sambayanang Pilipino.

Hinding-hindi nga pagbibigyan ng rehimeng US-Marcos ang mamamayan. Kailangan itong ulit-ulit na bayuhin, sipain, patalsikin ng nagkakaisang mga bigwas ng sambayanan. Hindi ito magbibitiw; kaila-

ngan itong ibagsak.

Ang kasalukuyang krisis pampulitika ay isa na sa pinakamasidhi sa kasaysayan ng papet na republika. Sa loob ng nakaraang 30 taon, bihirang naging ganito kalinaw na nahahati ang lipunan: ang pasistang pangkating Marcos at mga amo nitong imperyalistang US, laban sa malawak na masa ng sambayanan at bahagi ng mga naghaharing uri.

Nagaganap ang komprontasyon--isang prosesong dadaan sa mga liko't ikot bago mapagpasyang makapagtatagumpay ang sambayanan--sa gitna ng malubhang sitwasyon ng pambansang ekonomya.

Baon sa utang, lugi sa pag-eeksport, di makabayad sa mga iniimport, napag-iiwanan sa produksyon: ang ekonomya ng Pilipinas ay unti-unti nang nawawalan ng hininga sa papahigpit na sakal ng imperyalistang dominasyon. Pinananatili ang mga istrukturang tumitiyak sa panghuhuthot sa yaman, talino't lakas ng mga Pilipino, at ang mamamayan ang pinagbabayad nang ubod-mahal para sa pananatili ng gayong pagsasamantala. Mamamayan ang nawawalan ng trabaho't ng lupa, sinasahuran nang napakababa, nagbabayad ng sobra-sobra para sa lahat ng bilihin at serbisyo, kinikikilan ng buwis. Samantala'y nagpapasarap at nagwawaldas ang pangkating Marcos.

Para maibangon ang ekonomya kahit sandali, ang nalalabing pag-asa ng diktadura ay ang pagbuti ng ekonomyang kapitalista sa mundo, laluna sa US. Pero ang pag-asang ito'y hindi mabuu-buo, bunga ng likas na kahinaan ng ekonomyang malakolonyal at malapyudal, at ng mahinang pagbawi sa mismong mga bayang kapitalista.

Kayat sa nakaraang ilang taon, muling lumawak at sumigla ang mga protesta at hayag na pakikibakang masa kaugnay ng matingkad na mga usaping pangkabuhayan at pampulitika.

Nito lang nakaraang mga buwan bago ang pagpatay kay Aquino, tumampok ang mga isyung tulad ng pag-iral ng mapaniil na mga batas [tingnan ang artikulo sa p. 6], pananalakay at panunupil sa kilusang manggagawa, sa mga progresibong tao ng simbahan, at sa mga independyenteng peryodista, artist at ibang intelektwal; paparaming kaso ng sinasalbeyds, pasistang karahasan sa kanayunan, at pagpapalaya sa mga bilanggo't detenidong pulitikal. Mahigpit na tinutulan ng mamamayan ang bagong kasunduan sa mga baseng militar ng US, at ang ginagawang pagdidireksyon at reorganisasyon sa sistema ng edukasyon. Kaugnay ng dalaw ni Reagan at idaraos na "eleksyon," mismong ang rehimen ay naghahanda nang supilin ang inaasahan nitong mga pagtuligsa.

Sa kanayunan naman, patuloy na umiigting ang digmang gerilya at lumalakas ang kilusan at pakikibaka ng magsasaka, pambansang minorya, at ibang inaapi't pinagsasamantalahang uri, saray at grupo.

Samantala, ang magiting na pakikibaka ng sambayanang Pilipino ay umaani ng mainit na suporta mula sa mga progresibong mamamayan ng buong mundo. Ang papet na pasistang rehimen ay sadyang nabubukod, at kundi sa pagpapadrino ng imperyalismong US ay matagal na itong walang katayuan sa pandaigdigang komunidad.

## Ang dapat gawin

Ang naturang mga kalagayan ay nagbubukas ng sariwa't magagandang pagkakataon na komprehensibong pukawin, pakilusin at organisahin para sa rebolusyon ang mas malaking bahagi ng mamamayan na di pa natin naaabot at napapamunuan.

May tampok na papel ang hayag na kilusang masa sa pagpapalawak na ito ng rebolusyonaryong impluwensya't pwersa.

Kailangang mahusay na pagkumbinasyunin at pag-ugnay-ugnayin ang iba't ibang isyu sa pulitika at ekonomya, gayundin ang iba't ibang tipo at anyo ng maliliit, katamtaman at malalaking aksyong masa. Kailangang maging tuluy-tuloy at masigla ang malawakang pagpopropaganda, lihim at hayag, para maagap na sagutin ang propaganda ng kaaway, ilantad ang mga pakana nito, at maipaunawa sa taumbayan ang mga isyu at rebolusyonaryong panawagan.

Sa kabilang banda, ang militante't matapang na paninindigan at pakikibaka ng pambansa-demokratikong pwersa ay magpapalakas sa loob ng mga repormistang burges, at nanaisin nilang paunlarin ang pagtutulungan natin at nila. Ang militanteng pakikibakang anti-diktadura ang siya ring pangunahing babaka sa linyang palasuko at kolaborasyonista sa hanay ng blokeng repormista.

Ang sentral na tungkuling ibagsak ang pasistang diktadurang US-Marcos at itayo ang rebolusyonaryong gubyernong koalisyon ay dapat puspusang itaguyod, at bigyan ng iba't ibang anyong angkop sa hayag na kilusan. Magsisilbi sa tungkuling ito ang mga gawain sa hayag na propaganda, kampanyang masa at pag-oorganisa, at gayundin sa pakikipagkaisang-prente.

Ang komprehensibong pagdadala sa linyang pambansa-demokratiko ay dapat pasiglahin laluna sa hanay ng masang manggagawa at istudyante sa kalunsuran. May ibayong pangangailangang pag-ibayuhin ang lihim o iligal na propagandang tuwiran at kumpletong nagtataguyod sa rebo-

lusyonaryong linya; sa partikular, dapat palagahapin sa lihim na propaganda ang panawagan para sa armadong pakikibaka.

Ipanawagan din natin sa malawak na masa ang mapanlikha't masigasig na pagkukusang harangin, tuligsain at papanghinain ang rehimen at mga mekanismo't institusyon nito. Samantalang binibigyang-laya ang kanilang inisyatiba, dapat maagap nating alalayan ang pag-oorganisa nila sa sarili: mga sirkulo ng pag-aaral, grupong nagpaparami't namamahagi ng propaganda, samahan ng magkakababayan, magkaka-upisina, magkakapitbahay, at marami pang ibang anyo ng organisasyong magdadala sa linyang pambansa-demokratiko sa kanilang pagkilos.

Habang mapangahas na nagpapalawak para masalo ang maraming mauunlad na elementong lumilitaw sa pakikibakang masa, dapat ding asikasuhin ang konsolidasyon sa mga pwersang kumikilos. Totoo ito para sa kilusang hayag at sa kilusang lihim. Ang sistematikong pagpapaunlad sa mga bagong kadre at lider-masa ang pinakamahusay na pagtitiyak na lalarga ang sarili nilang inisyatiba at makagaganap sila nang mahusay sa dumadaming gawain ng rebolusyon.

Ang walang pagod na pagsisikap ng pambansa-demokratikong pwersa para hatakin sa panig ng rebolusyon ang higit pang maraming mamamayan, laluna sa mga kalunsuran, ay magbibigay ng makapangyarihang sikad sa kabuuang pag-unlad ng ating pakikibaka. Lalawak at hihigpit ang suporta ng sambayanan para sa armadong pakikibaka na kumakamit ng paparami't papalaking tagumpay sa lahat ng rehiyon ng Pilipinas.

Sa ilalim ng pulang bandila ng demokratikong rebolusyong bayan, matatag na sinasalubong ng mamamayan ang mas maigting na mga labanan, at lumalapit sa pagbagsak ng rehimeng US-Marcos at sa minimithing kinabukasan.




Sa pagpatay kamakailan kay dating Senador Benigno Aquino Jr., minsan pang ipinakita ng rehimeng US-Marcos na karahasan ang prinsipal nitong instrumento upang ipilit sa buong sambayanang Pilipino ang sariling paghaharing hubad ng katarungan at demokrasya.

Isa iyong walang pakundangang pahayag --na ang totoo'y isa lamang sa di mabilang na pandarahas na ginagawa ng rehimen araw-araw sa buong kapuluan--na ang "paghahari ng batas" ay walang iba kundi panakip para sa tiraniyang nagpapanatili sa poder ng pangkating US-Marcos; pahayag din na kahit ang panakip na ito'y karaka-rakang inaalis tuwing may banta sa pagpapatuloy ng papet na pasistang paghahari.

Ang mga tao'y "sinasalbeyds," nawawala't sukat, minamasaker, pinagdadadakip --huwag nang banggitin pa ang paniniil sa kanilang karapatang maghayag, mag-organisa at magtanggol sa sarili--ganito ang tumampok sa loob ng wala pang dalawang taon mula "normalisasyon." Tunay ngang kaysaklap, na si Aquino ay inutas

ng rehimen sa sandaling siya'y umuwi rito upang pamunuan ang isang "pakikibaka para ibalik ang ating mga karapatan at kalayaan, nang walang ginagamit na dahas," sa paniniwala niyang maiiwasan sa gayon ang pagkawasak ng lumang sistemang naghahari sa Pilipinas.

Armadong rebolusyon lamang ang makababagsak sa kinamumuhiang rehimen: ito ang pinakamahalagang aral na nahango ng bayan mula sa pagpatay, laluna ng mga di pa tumatanggap noon sa mga pananaw ng pambansa-demokratikong kilusan. Armadong rebolusyon lamang ang muling makapagtatayo ng isang Pilipinas na ang katarungan at ang batas ay maghahari bilang pagpapahayag ng independyente't demokratikong kagustuhan ng mamamayan.

## Patuloy ang batas militar

Mula nang ideklara ng pasistang diktador na "wala nang batas militar," noong Enero 17, 1981, di lamang niya pinanatili ang mapaniil na mga batas mula sa sinundang panahon; pinatigas pa niya ang paniniil sa buong sambayanang Pilipino.

Ilang buwan bago pawiin kunwari ang batas militar, pinirmahan ni Marcos ang Batas sa Kaayusang Publiko (Dekreto ng Pangulo o DP 1737) na nagbigay sa kanya ng "pangkagipitang kapangyarihan" para tiyakin ang "pambansang siguridad" at ang "maayos na takbo ng sistemang pang-ekonomya." Para rito'y umangkin siya ng walang renda't lubos na otoridad na yurakan ang mga demokratikong karapatan ng taumbayan. Nakasaad din sa batas na ito na sa paggamit ng ganitong kapangyarihang diktador ay walang kailangang panagutan si Marcos o ang mga galamay niya.

Noong Mayo 1981, itinatag ng Liham-Atas 1125 ang "utos ng pangulo para sa pagpapakulong" (*presidential commitment order* o PCO) na nagpahintulot kay Marcos na ibilanggo nang walang taning at pyansa ang sinumang maisipan niya. Ang kapangyarihang ito na labag sa konstitusyon ay itinaguyod ng reaksyonaryong Korte Suprema noong nakaraang Abril 20, sa kabila ng militanteng protesta ng publiko sa loob at labas ng Pilipinas laban sa gayong mga garapal na paglabag sa karapatan ng mamamayan na magdaan sa tamang proseso ng paglilitis.

Tatlong buwan pagkaraan ng disisyong iyon, noong Hulyo 20, kunwa'y pinalis ni Marcos ang PCO, na pinalitan lang ng pangalan at tinatawag ngayong "aksyon para sa detensyong mapangigil" (*preventive detention action* o PDA).

Ang ilan sa namumukod na katangian ng "paghahari ng batas" sa ilalim ng rehimeng US-Marcos mula 1981 ay ang pagkawala ng anumang respeto ng madla para sa mga hukuman, at laluna sa Korte Supremang sukdulan ang pangangayupapa sa lantarang pang-aabuso ng kapangyarihan; ang isang Batasang Pambansa na walang ginawa kundi pumalakpak na parang mga pala habang sinosolo ni Marcos ang paggawa ng mga batas; ang pagkakaroon ng libu-libong "sikretong dikreto" at ang sadyang kapabayaang ipaalam nang husto sa publiko ang marami pang iba; at ang mas malawak na saklaw at mabibigat na parusang nakalakip sa mga batas hinggil sa "pambansang siguridad": ibig sabihin, subersyon, rebelyon, insureksyon, sedisyon.

## Mga batas sa subersyon

Unang gumawa ng malaking pagbabago sa Batas Laban sa Subersyon (Batas ng Republika 1700, inaprubahan noong 1957), nang ilabas ni Marcos noong Pebrero 3, 1976 ang DP 885, na kaunti ang nakaaalam hanggang ngayon. Dito'y inilista ang 11 aksyon--kabilang ang pagkakabanggit ng pangalan sa isang sulat, pamimigay ng polyeto, kahit ang makipag-usap sa sariling mga kaibigan--na diumano'y ebidensya na mismo ng subersyon at maaaring parusahan ng matagalang pagkakabilanggo, at kamatayan pa nga.

Sa ilalim ng DP 885, mas madali para sa rehimen na makapagsentensya dahil sa probisyong nagsasaad na ang akusado ay pwedeng hatulang maysala kung may isang tetestigo laban sa kanya, di tulad ng dati na kailangan ang di kukulangin sa dalawang testigo.

Noong Hunyo 6, 1976, ginawa ng Batasang Pambansa ang Batas Pambansa 31, na bumabago sa Batas Laban sa Subersyon para saklawin ang mga kilusang ipinaglalabang humiwalay sa kasalukuyang rehimen.

Ang susunod na malaking pagbabago ay ginawa ng DP 1736 noong Setyembre 30, 1980. Sa orihinal na depinisyon ng organisasyong iligal o subersibo, na ayon sa teksto'y "alinmang asosasyon, organisasyon, partidong pampulitika, o grupo ng tao na inorganisa para ibagsak ang Gubyerno ng Republika ng Pilipinas nang may tulong at suporta, hayag o lihim, ng isang banyagang kapangyarihan sa pamamagitan ng pwersa, dahas, linlang o ibang paraang iligal," idinagdag ng DP 1736 ang mga salitang, "...o kaya'y may suportang galing sa ibayong dagat, hayag o lihim, ng alinmang asosasyon, grupo o indibidwal..."

Ginawa ang batas na ito sa panahong naglulunsad ng mga operasyong militar sa Metro Manila ang mga grupo ng mga repor-

mistang burges (na ang ilang lider ay naninirahan sa Amerika). Tamang-tama rin naman para kay Marcos, ang batas ay nagpahintulot sa kanya na pagbantaan ang lahat ng iba pang grupo't indibidwal na may ugnayan sa labas ng Pilipinas (halimbawa'y mga pederasyon ng manggagawa at organisasyon para sa karapatang-tao), at pinagsususpetsahan niyang kontra sa kanyang rehimen.

Kamakailan, napwersa si Marcos na aminning may DP 1835, isang sikretong batas na ginawa noong Enero 16, 1981 (isang araw bago "alisin" ang batas militar). Ito ang Batas Laban sa Subersyon ng 1981, na pinag-isa't sinistematisa ang salasalabat na mga anti-demokratikong batas. Sa wari'y pinalitan na nito ang Kodigo ng Pambansang Siguridad (National Security Code) at Batas sa Kaayusang Publiko, habang pinananatili at pinatitindi ang mapaniil na katangian at mga probisyon nitong dalawang nabanggit.

Sa pinakahuling pakana ni Marcos, diretso niyang tinutukoy na basta raw sinabing Partido Komunista ng Pilipinas (CPP) ay di maaaring di subersibo. Isinaad pa niya na ang terminong "CPP" raw ay nangangahulugan at sumasaklaw sa "alinmang mga organisasyon o asosasyong ang mga layunin ay nakakaugnay" ng sa Partido.

Bukod pa, mas mabibigat na parusa ang inilalapat sa mga mahahatulang maysala dahil sumapi sa gayong mga organisasyon. Katunayan, di man lang kinakailangang magmyembro ng anumang organisasyon ang isang indibidwal para siya sentensyahan; sapat nang sabihin ng rehimen na nakipagsabwatan siya sa ibang tao para sa isang layuning subersibo.

Mapapansin na sinasama-sama ng pasistang diktador sa iisang tambakan ang lahat ng tao't grupong itinuturing na kaaway ng kanyang rehimen, nang wala nang ginagawang pagpipino sa mga aktwal at kinakailangang pagkakaibang namamagitan sa mga ito. Subalit wasto ang kanyang pangamba na balang araw, mahigpit ngang magkakaisa ang karamihan kundi man lahat ng pwersang anti-diktadura, at matatag na maninindigang ibagsak ang magkatuwang na paghahari ng imperyalismong US at ng pangkating Marcos.

## Mabigat na parusa

Ang paglawak ng saklaw ng batas laban sa subersyon ay nangangahulugan na maaaring ligal na gamitin ng rehimen ang banta ng mabigat na parusa, at ipatupad ito--habambuhay na pagkakabilanggo o kamatayan--para sindakin ang taumbayan at pwersahin silang manatiling laging nakayuko.

Di pa mandin nakuntento si Marcos na balana'y tatakang subersibo at bantaan ng pinakamabibigat na parusa. Gumawa pa siya ng isang sikretong dikreto na naggagawad din ng parusang habambuhay na pagkabilanggo o kamatayan sa mga taong sinentensyahan para sa sedisyon, rebelyon, o insureksyon. Dati-rati, ang mga ito'y itinuturing na mga krimeng mas magaan kaysa subersyon, dahil ang mga aksyong ipinaparatang ay hindi nangangahulugan na may intensyong ibagsak ang gubyerno.

Ayon sa lihim na dikretong ito (DP 1834, may petsang Enero 16, 1981), ang "pambubuyo sa rebelyon o insureksyon," o ang "pambubuyo sa sedisyon" ay pwede ring parusahan ng habambuhay na pagkakabilanggo o kamatayan; gayundin ang pagbibigay ng "ayuda't konswelo" sa mga gumagawa ng rebelyon o sedisyon, ang pagpapagamit ng anumang pasilidad para sa propagandang laban sa gubyerno, at ang pag-oorganisa ng mga "iligal na pagtitipon."

Nauna rito, sa pamamagitan ng DP 1735 (Setyembre 12, 1980), iniutos ng rehimen na kumpiskahin ang lahat ng minamay-ari ng mga taong sentensyado para sa subersyon, rebelyon o insureksyon, o sedisyon, saka ang pagkawala ng kanilang mga karapatan bilang mga mamamayan (*citizen*) ng Pilipinas. Alinsunod pa sa dikretong ito, umaayon sa batas ang paglilitis na hindi kaharap ang akusado.

Dagdag sa mga ito, ang anumang pagtatangkang patayin si Marcos o sinuman sa kanyang pamilya ay ituturing na krimen laban sa pambansang siguridad, alinsunod sa DP 1743 (Nobyembre 11, 1980) at obligadong gawaran ng sentensyang kamatayan. Para naman siguro di masyadong mahalata ang personal na motibasyon, binigyan na rin ng parehong proteksyon ang matataas na upisyal na sibilyan at militar, at mga pamilya nila.

Di na mas lilinaw pa na ang mga batas ng rehimen ay pawang nagliligalisa sa pinakamababangis na salakay ng pasistang diktadura sa mamamayan, sa ganap na pagwawalang-bahala sa mga batayang karapatan at kalayaan na kinikilala ng bawat sibilisadong bansa, at ngayo'y buong giting na itinataguyod ng sambayanang Pilipino, itaya man ang kanilang buhay.

## Papet ng mga imperyalista

Kaya nag-aabala si Marcos na pagmukhaing ligal ang magaspang na paglabag ng kanyang rehimen sa mga karapatan ng bayan, ay dahil mas gusto ng imperyalismong

US ang mga papet na maihaharap nang "prisintable" sa mundo.

At kaya naman kaliwa't kanang nilalabag ng rehimeng Marcos ang sariling mga batas kahit wala na ang pagmumukhang ligal, at hayagang terorismo na lang ang ginagamit, ay dahil sa desperadong pagbatid na wala nang ibang paraan upang matiyak ang patuloy na paghahari ng imperyalismong US, pyudalismo at burukratang kapitalismo dito sa Pilipinas.

Ninanakaw ng rehimen ang kabuhayan ng mamamayan, at ipinagkakait ang kanilang mga karapatan, para sa ganansya't siguridad na tinatamasa sa Pilipinas ng pandaigdigang monopolyong kapital at ng naghaharing pangkatin ng malalaking kapitalistang kumprador, malalaking panginoong maylupa at malalaking burukratang kapitalista. Sa sariling ginagawa ng rehimen, tinutuklap nito ang suut-suot na balatkayo, at ihinahantad ang esensyang antinasyonal at anti-demokratiko kahit sa mga nagnanais na sana'y huwag nang makakita upang maiwasan ang pagharap sa katotohanan.

Kaya nga't ngayon, ang lipunang Pilipino ay higit na nahahati kaysa dati. Nakatutok sa isa't isa ang mga sandata ng magkabilang kampo--sa isang banda, ang malawak na masa at mga kaibigan nila, at sa kabilang banda, ang sandakot na mga nagsasamantala't nang-aapi, dayuhan at katutubo.

Ngayon, ang mga tagumpay ng rebolusyonaryong armadong pakikibaka ay nagbibigay ng lakas-loob sa mga mamamayan na lumaban at lumaban pa, gamitin ang lahat ng magagamit, habang papalakas at paparunong silang umaabante laban sa malakas pero desperadong kaaway. Digmang bayan--di lamang sa larangan ng armadong labanan kundi sa mga larangan din ng pulitika, organisasyon, kabuhayan, kultura, at maging sa ibayong-dagat--ang sagot sa pasistang diktador na paghahari ng imperyalismong US at papet nitong pangkatin.

## Pakikibakang hayag, ligal

Samantalang ang armadong pakikibaka ang prinsipal na paraan ng pakikibaka, na kung wala'y di maaasahang kamtin ang rebolusyonaryong mga mithiin ng bayan, kailangan ding paunlarin ang mga pakikibakang hayag at ligal sa kalunsuran at kanayunan. Kalahok dito ang parami nang paraming organisadong pwersang demokratiko, at sa pamamagitan nila'y aabot sa lalo pang maraming di pa organisado.

Ang mga hayag na pakikibakang masang ito ay nagpupukaw, nagmomobilisa't nag-oorganisa sa taumbayan para depensahan at isulong ang lehitimong interes at karapatan nila, habang binibigyan sila ng pagkakataong magrebolusyon sa komprehensibong paraan, sa pag-uugnay ng ispesipikong mga problema sa masasaklaw na usaping kinakaharap ng buong lipunang Pilipino.

Sa walang tugot na paglalantad at pagtuligsa ng mamamayan sa pasistang papet na rehimen, pinepwersa nila itong maghubad ng maskara, at kusang ipakita ang kawalang-katarungan ng mga batas, ang pagiging utus-utusan ng imperyalismo, at ang ubod-lalim na pagkatakot sa rebolusyon.

Samantala, pinatitingkad ng mga pakikibakang ito ang digmang bayan--mahigpit na binibigkis ang determinasyon at kakayahan ng mamamayan na isulong ang armadong pakikibaka, sa pamamagitan ng tuwirang paglahok o pagbibigay ng lubos na suporta dito.

Ang pakikibaka sa lahat ng larangan laban sa pasistang rehimeng US-Marcos ay dapat humantong sa mapagpasyang pagpapabagsak sa buong sistemang reaksyonaryo at sa pagtatagumpay, sa wakas, ng rebolusyong pambansa-demokratiko. ●

# Pinahuhusay ang gawaing pampinansya

"Heto ang aming ulat," anang pinunong pampinansya ng isang komite ng seksyon sa Gitnang Luson, "at ire naman ang kabuuang halagang nalikom. Kasama na riyan ang mga butaw at kontribusyon ng mga kasapi ng Partido."

Tiningnan ng pinunong pampinansya ng komite ng distrito ang ulat at nawika niya, "Mukhang dumami ang nalikom ninyong butil nitong nakaraang ani, a."

"Bunga iyan ng kampanyang pababain ang upa sa lupa. Nakakulekta tayo ng buwis mula sa inilaki ng kita ng mga magsasaka, at sa tuwa nila, nagbigay pa sila ng dagdag bilang kontribusyon. Umabot nga ng halos 600 kabang palay ang pumasok, kasama na ang buwis sa tilyadora."

Ang paglilikom ng pinansya at lohistika, at ang regular na pag-uulat, ay mga tungkuling ginaganap ng mga organisasyon ng Partido kaugnay ng pagsisinop




sa gawaing pampinansya nito. Sa pag-igting ng digmang bayan, dumarami ang pangangailangan ng rebolusyon sa pinansya at lohistika, habang lumalawak ang pinagkukunan ng panustos ng Partido at hukbong bayan. Sa ganitong kalagayan, kailangang pag-ibayuhin ang sistematikong pagpapalitaw ng pinansya at lohistika, para matugunan ang kagyat na pangangailangan ng rebolusyon at magkaroon ng reserbang pondo para sa kagipitan at sa hinaharap.

## Magpalitaw ng pinansya

Sa gawain sa pinansya, tulad ng ibang gawain sa rebolusyon, pinanghahawakan natin ang prinsipyong umasa at magtiwala sa masa, pangunahin sa batayang masa, bilang walang pagkatuyong bukal ng inisyatiba, pwersa at suporta sa rebolusyon. Ang panggastos ng Partido, hukbong bayan at mga organisasyong masa ay dapat manggaling sa pagpupunyagi mismo ng rebolusyonaryong pwersa.

Iba't ibang pamamaraan ang ginagamit sa pagpapalitaw ng pinansya, at iba't ibang pinanggagalingan ang minamaksimisa natin upang ang halos lahat ng nais at kayang isuporta ng mamamayang Pilipino ay makalap at maipanustos sa mga pangangailangan ng rebolusyon.

Pinakasaligan sa pinanggagalingan ng pinansya ang butaw at kontribusyon ng mga kasapi ng Partido. Ang pagbabayad ng butaw ay tungkuling dapat maagap at regular na tupdin ng bawat isa. Bukod sa butaw, ang mga kasapi ng Partido ay nagbibigay ng dagdag na kontribusyon batay sa kanilang makakayanan at nakukuhang suporta mula sa pamilya at iba pa.

Ang mga organisasyong masa ay mahalagang pinanggagalingan ng suporta sa pinansya at lohistika. Nagbibigay sila ng tiyak at regular na kontribusyon sa Partido at hukbong bayan mula sa kanilang pondo, na ginagamit din para tugunan ang mga gastusin sa kanilang pagkilos, kampanya, mobilisasyong masa, pangkagipitang pangangailangan ng mga kasapi, suporta sa pamilya ng mga buong-panahong aktibista, Pulang mandirigma at kadre, at iba pa.

Ang pondo ng mga hayag at lihim na organisasyong masang pinamumunuan ng Partido ay nanggagaling, pangunahin na, sa mga butaw at kontribusyon ng kasapian. Pinalalago ang pondong ito sa iba't ibang paraan. Ibinibigay ng kabataan sa kanayunan ang kita nila para sa isa hanggang tatlong araw na pagtatanim o pag-sani bilang manggagawang bukid. Ang mga kasapi ng samahan ng kababaihan sa kanayunan ay nagtatanim ng munggo sa kapirasong lupa na hiniram sa mayamang magsasaka at ang kita rito'y ipinapasa sa samahan. Maraming magsasaka ang nagbibigay ng kalahati hanggang isang kabang palay bawat isa tuwing anihan bilang dagdag na kontribusyon sa kanilang samahan. Ang bahagi rin ng kita mula sa kooperatiba ay napupunta sa samahan. Nadaragdagan pa ang pondo ng samahan kung nagsasagawa ang mga kasapi ng lihim na pagtatabi ng bahagi ng ani, kung may nakumpiskang ari-arian ng panginoong maylupa, at sa pagsasagawa ng iba't ibang proyekto sa pinansya.

Nagbibigay din ng boluntaryong kontribusyon ang mga organisado at impluwensyadong magsasaka at manggagawang bukid sa mga larangang gerilya. Halimbawa, may naglalaan ng isang gatang na bigas linggu-linggo, may nagbibigay buwan-buwan ng

isang supot na asukal, isang boteng kape, kaunting daing, sabon, at iba pa, ayon sa kani-kanyang kakayahan. Ang kontribusyong ito ay ipinapadala sa yunit ng hukbong bayan o iniipon sa isang ligtas na lugar hanggang kailanganin.

Gayundin, sa kalunsuran, ang pondo ng mga organisasyong masa ay nagmumula sa butaw ng kasapian at mga kontribusyon mula sa masang manggagawa, istudyante, at ibang sektor ng lipunan, at sa pamamagitan ng mga proyekto sa pinansya.

Ang isang pangangailangang dapat tustusan ng mga organisasyong masa ay ang paglilimbag ng mga rebolusyonaryong lathalain. Ang panggastos sa papel at tinta ay maaaring magmula sa suskripsyon sa mga rebolusyonaryong pahayagang masa at iba pang babasahin. Ang karaniwang suskripsyon sa pahayagan ay piso hanggang tatlong piso bawat kopya. Ang mga suskripsyon ay nanggagaling sa mga indibidwal na mambabasa at sa pondo ng organisasyong masa.

## Pinansya mula sa kampanya

Ang malaking bahagi ng pinansya at lohistika ng rebolusyonaryong kilusan ay bunga mismo ng mga pagkilos sa militar at pulitika. Kasama na rito ang kumpiskasyon ng mga armas at kagamitan bunga ng mga taktikal na opensiba ng hukbong bayan; kumpiskasyon ng ari-arian ng mga kaaway sa uri, laluna mula sa mga aktibong sumasalungat sa rebolusyon; at buwis bilang takdang porsyento ng kita ng mga negosyo ng kaaway sa uri.

Samantala, bunga ng mga tagumpay sa rebolusyong agraryo, bumabahagi ang kilusan sa materyal na pakinabang ng mga magsasaka--mula sa lihim na pagtatabi ng bahagi ng ani, pagbaba ng upa sa lupa, di pagbayad ng upa sa lupa, at pagtaas ng sahod ng mga manggagawang bukid [AB, Mayo 1983].

Nagsasagawa rin tayo ng mga taktikal na kampanya sa pinansya kaugnay ng mga pampulitikang kampanya o mobilisasyong masa. Binabalak ang kampanya sa pinansya kasabay ng pagbabalak sa buong mobilisasyon. Sa gayo'y natitiyak na may nakahandang pinansya bago pa man bumugso ang pampulitikang kampanya, kaya ang mga namumunong komite ay nakapagbibigay ng buong pansin sa pangunahing mobilisasyon.

May mga kampanya sa pinansya na isinasagawa kaugnay ng iba pang partikular na layunin tulad ng pagtugon sa pangangailangang medikal, pagdaraos ng kurso ng pag-aaral, pagbili ng sandata, welga, kumperensya, paglilimbag ng babasahin, tulong sa mga biktima ng kalamidad, pagpapalibing, at iba pa. Ang ganitong mga kampanya ay madaling iugnay sa pulitika, madaling planuhin at ipatupad, at kaunting pwersa ang kailangang pakilusin.

Halimbawa, sa isang baryo sa Mindanaw na may mahigit 100 pamilya na mahusayhusay ang kabuhayan, naglunsad ng kampanya para ibili ng mga gamot ang panlarangang yunit gerilya. Madaling naunawaan ng mga taumbaryo ang pangangailangang ito at halos lahat ng pamilya ay nakapagbigay ng kontribusyon ayon sa kani-kanilang kakayahan. Sa maikling panahon, nakakulekta ang yunit ng hukbo ng ₱3,000 para mabili ang mga tinukoy na klase at dami ng kailangang gamot.

Habang patuloy na nagkakamit ng tagumpay ang armadong pakikibaka ng hukbong bayan at ang rebolusyonaryong kilusang masa at habang paparaming mamamayan ang aktibong lumalaban sa rehimeng US-Marcos, lalong dumadami ang tumutulong mula sa panggitnang pwersa. Sa kanayunan, nagbibigay ng donasyon ang mga mayamang magsasaka, guro, empleyado, kumersyante, maliit na negosyante, at iba pa. Sa kalunsuran naman, nariyan ang mga propesyonal, makabayang negosyante at manidyer sa mga empresa.

Sa paghingi ng donasyon sa mga panggitnang pwersa, sinisikap nating makakuha ng tiyak at regular na kontribusyon batay sa higpit ng pampulitikang pakikipagkaisa sa kanila at sa kanilang kakayahang pangkabuhayan. Lalo pa silang maluwag magbigay kapag naitataas ang kanilang kamulatang pampulitika sa pamamagitan ng pagpapaloob sa kanila sa mga angkop na pambansa-demokratikong grupo [AB, Agosto 1983] o ibang organisasyon, o kahit sa regular na pakikipag-usap sa kanila at pagpapabasa ng mga rebolusyonaryong lathalain.

May mga panahon na nagbibigay rin ng mahalagang tulong ang mga repormistang burges.

## Simpleng pamumuhay

Saanman tayo naroroon at sa lahat ng pagkakataon, pinaiiral natin ang diwa ng simpleng pamumuhay at masikhay na pakikibaka. Sa gawain sa pinansya, nasasalamin ito sa mahusay at sistematikong pagbabadyet, pagtitipid, at pangangalaga sa mga ari-arian ng Partido, hukbong bayan at rebolusyonaryong kilusan.

Nagtitipid tayo nang isinasaalangalang ang aprubadong badyet ng mga gastos na nakabatay sa programa at mga balak pampulitika, mga gawaing binibigyan ng diin, at ang istilo ng pamumuhay ng masang kinikilusan. Tinitiyak nating natu-

tugunan ang gastos sa edukasyon at propaganda; pagsasanay at pangangalaga ng mga buong-panahong kadre at Pulang mandirigma; pagpapahusay sa lakas-sandata ng hukbong bayan; pagpapalawak at pagpapalakas ng rebolusyonaryong kilusang masa sa kanayunan at kalunsuran; komunikasyon; at pangangailangang medikal.

Ang mga Pulang mandirigma ang pinakahuwaran sa pagtitipid at pagpapalitaw ng suportang masa para sa rebolusyon. Halimbawa, ang buwanang alawans ng ilang yunit sa kanlurang Mindanaw ay katumbas lamang ng limang piso bawat Pulang mandirigma. Ang lahat ng iba pang pangangailangan ay malugod na tinutustusan ng masa sa larangang gerilya.

Ang simpleng pamumuhay, pagtitipid at puspusang pagpupunyagi para mapangibabawan ang mga kahirapan at balakid ay pang-araw-araw na pakikibaka. Ekspresyon ito ng diwang proletaryo at pakikiisa sa masa. Sa pamamagitan din nito, ipinapakita natin ang pagpapahalaga sa tulong na ibinibigay ng paparaming mamamayan, na isang aspeto ng paglaban nila sa diktadurang US-Marcos.

Ang gawain sa pinansya, tulad ng gawain sa larangan ng militar, pulitika, organisasyon at kultura, ay bahagi ng digmang bayan. Ang mga tagumpay at pagsulong ng rebolusyon ay nasasalamin din sa mga tagumpay sa gawain sa pinansya. At sa pag-unlad ng gawaing ito, nagkakaroon ng higit na kakayahan ang rebolusyonaryong kilusan para magkamit pa ng mga tagumpay sa lahat ng larangan ng digmang bayan.

# *Rebolusyon at relihiyon*

Mahinahong nagsalita si Ka Alma, ngunit may matatag na paninindigang mababakas sa kanyang mga kataga. "Pagmamahal at paglilingkod sa pinakahamak sa ating mga kapatid--iyan ang rebolusyon, para sa akin. Sa aking pagkilos, nabubuhay ko ang mga aral ng relihiyon."

Sa ibang tao, si Ka Alma ay ang madreng si Sister Agnes. Isa siyang rebolusyonaryong aktibista na naninindigang ang mga relihiyoso ay may mahalagang maiaambag sa pag-unlad at pagtatagumpay ng pambansa-demokratikong rebolusyon sa Pilipinas, na 85 porsyento ng populasyon ay ibinibilang na Kristyano. Katulad niya, marami na ngayong mga tao ng simbahan na buong puso at sigasig na lumalahok sa rebolusyonaryong pakikibaka. Tinatanggap nila na makatarungan ang armadong pakikibaka ng mamamayan, at natatawa na lang sila kapag naaalala na noon, itinuturo sa kanila na ang mga Komunista ay kaaway at ang magrebolusyon ay "trabaho ng dimonyo."

## Pampulitikang pagkakaisa

Kakampi ng reaksyonaryong mga gubyernong naghari sa Pilipinas mula pa noong siglo ng 1500 ang pangunahing mga organisasyon at lideratong relihiyoso, laluna ang sa mga Kristyano. Katunayan, Kristyanismo pa nga ang isa sa pangunahing mga kasangkapan ng kolonyalismong Espanyol para makapaghari dito nang mahigit 330 taon. Ang simbahang Katoliko mismo at ang nakararami sa naging mga pinuno at kleriko nito ay kabilang sa mga naghaharing uri at tuwirang nagsasamantala at nang-aapi sa masa.

Sa kabilang dako, ang mahabang kasaysayan ng pakikibaka ng mamamayang Pilipino, kabilang na ang naudlot na rebolusyong 1896, ay naglalarawan ng paglahok at sa ilang kaso'y pangunguna ng mga indibidwal na mga lider-relihiyosong Kristyano at di Kristyano. Kumilos at lumaban ang masa nang taglay sa iba't ibang tindi ang iba't ibang paniniwala sa relihiyon. Mayroong sumasamba sa anito, may nagdidiyos kay Rizal (Watawat ng Lahi), mayroong naggiit ng makabayang aplikasyon ng Kristyanismo (Gom-Bur-Za at Aglipay), at mayroon lumaban sa pagpasok ng Kristyanismo (paglaban ng mga Moro).

Ngayon, may matibay na batayan para makiisa sa rebolusyon ang paparaming relihiyoso. Karamihan sa mga tinutukoy na tao ng simbahan ay nabibilang sa panggitna at mababang mga saray ng lipunan at kung gayo'y bahagi ng obhetibong pwersa ng demokratikong rebolusyong bayan.

Dumarami sa kanila ang nakikisalamuha sa malawak na masa, laluna sa anakpawis, para mabigyang-kabuluhan ang kanilang mga gawain. Sa pakikisalamuhang ito sa masa, nasasaksihan nila ang pagsasamantala at pang-aaping dulot ng diktadurang US-Marcos at tumitingkad ang pangangailangang manindigan at magtaguyod sa mga pakikibaka para sa pampulitika't pang-ekonomyang karapatan ng masa. Malayo na ang nararating ng mga madreng tulad nina Ka Alma, gayundin ng mga pastor, pari at iba pang tao ng simbahan, kung ikukumpara

sa dating pagpapakulong sa buong-araw na dasal at meditasyon sa mga simbahan, kumbento at seminaryong napakalayo sa pang-araw-araw na pamumuhay ng masa.

Ang ganitong pagpanig ng paparaming tao ng simbahan sa mga pakikibaka ng masa ay may iba't ibang antas, at umaabot sa pagsuporta at paglahok sa rebolusyon. May mga nangunguna sa lantad na mga pagkilos, o kaya'y kusang lumalahok sa mga ito nang may buong kaalamang ang mga pagkilos na ito'y nakaaambag sa rebolusyonaryong kilusang masa at sa kabuuang digmang bayan. Mayroon namang sumasapi na sa rebolusyonaryong samahang masa ng kanilang sektor, ang Christians for National Liberation o CNL, at puspusang kumikilos sa mga lihim na grupo nito. Marami-rami na rin mula sa kanilang hanay ang nagiging mga kadre't kasapi ng Partido at mandirigma ng Bagong Hukbong Bayan.

SI KA DUXA (Padre Zacharias Agatep) ang unang paring naging bayani ng Bagong Hukbong Bayan. Namatay siya sa labanan sa Abra noong Oktubre 1982.



Di bababa sa pitong iba pang pari ang sumampa sa hukbong bayan sa iba't ibang dako ng kapuluan. ●

Habang tumatagal, patuloy na nalalantad ang likas na katangian ng reaksyonaryong estado, at lumilinaw na dadalawa ang mapagpipilian ng mga tao ng simbahan --ang pumanig sa armadong rebolusyon ng mamamayan laban sa naghaharing sistemang kinakatawan ng diktadurang US-Marcos, o ang pumanig sa diktadura laban sa masa. Mabilis na naglalaho ang ilusyon ng makabuluhang pagpapagitna, at ang pagiging "palapunang kolaboreytor" ng rehimen ay nakikilala na pagiging kolaboreytor pa ring tunay.

Hindi maatim ng higit na nakararami sa mga tao ng simbahan ang pumanig sa kriminal na rehimeng US-Marcos. Kayat sa kabila ng sinasabi ng kaaway na susupilin daw ang relihiyon kapag nagtagumpay na ang rebolusyong pinamumunuan ng Partido Komunista, pinipili nila ang panig ng rebolusyon ng bayan laban sa pagsasamantala at pang-aapi.

## Tunggalian ng ideya

Ginagarantyahan ng programa ng demokratikong rebolusyong bayan ang karapatan ng mamamayan sa paniniwala--ang karapatan na malayang piliin ang pananaw sa kalikasan at tao, at ang karapatang magpasya bilang mga indibidwal kung mananalig o hindi sa relihiyon.

Ang mga Komunista, na siyang bumubuo ng Marxista-Leninistang partidong namumuno sa rebolusyon at siya ring nangunguna sa paggagarantyang ito, ay nananalig at nagpapalaganap sa ideolohiya ng proletaryado na nakasalig sa materyalismong dyalektiko at nagtataguyod ng ateismo. Hindi naniniwala sa relihiyon, na bunga ng pambansa at panlipunang pang-aapi at dala ng kasalatan ng pagkaunawa ng tao sa mga batas na umiiral sa kalikasan at sa lipunan.

Pinaninindigan ng materyalismong dyalektiko na walang umiiral na isang permanente at lubusang kapangyarihang nasa ibabaw ng kalikasan at nagpapasya sa kahihinatnan ng bawat bagay o tao. Daan-daang taong pinairal ng mga mapagsamantalang uri ang paniniwala sa "walang hanggang pag-iral at kabutihan" ng ganitong kapangyarihan para ikatwiran sa kanilang paghahari. Ginamit ang relihiyon para mapamanhid ang sakit ng kaapihang dinaranas ng masa, at mapigilan silang magsikap na kamtin ang katubusan sa sariling pagkilos.

Ang umiiral ay ang mga unibersal na batas--ng walang tigil na pagsulpot at paglaho ng mga bagay sa kalikasan at sa lipunan, ng walang tigil na pagbabago ng bawat bagay batay sa panloob na salungatan, at ng ugnayan ng isang bagay sa lahat ng ibang bagay sa paligid. Umiiral ang mga batas na ito nang independyente sa pag-iisip at kagustuhan ng sinumang tao.

Sa ngayon, minorya pa lamang sa lipunan ang tahasang tumalikod sa relihiyon. Kayat ang mga Komunista at mga rebolusyonaryong manggagawa ay may pagkakaiba ng pananaw sa marami pang ibang mamamayan na di pa nakapag-aaral ng materyalismong dyalektiko at di sumasang-ayon dito. Ngunit ang pagkakaibang ito sa pananaw ay itinuturing ng Partido na napapaloob sa konteksto ng malawak na pagkakaisa ng mamamayang lumalaban sa pagsasamantala at pang-aapi, at kung gayo'y tinatanganan bilang mga tunggaliang di antagonistiko.

Sa pagdadala sa ganitong tunggalian ng mga ideya, ang paraan ng Partido ay matiyagang pagpapaliwanag at panghihimok, sa halip na pamimilit o pagbabawal. Ang lihim na grupong kinabibilangan nina Ka Alma ay nagtatalakayan tungkol sa materyalismong dyalektiko sa tulong ng isang kadre ng Partido. Marami silang itinata-

nong sa sinserong pagsisikap na matuklasan ang lohika at esensya ng mga aral. At hindi nila naririnig sa kadre ng Partido ang anumang kahawig ng dati'y palaging isinasagot sa kanila noong nag-aaral pa sila sa kumbento--"Basta, maniwala kayo! Talagang may mga misteryo sa mundong ibabaw na hindi maaaring maunawaan nating mga tao lamang."

Habang may mga uri sa lipunan, may batayan para umiral ang magkakasalungat na pananaw sa daigdig at hindi ito malulutas nang pwersahan. Habang may makauring pakikibaka at habang may taong nagsasamantala, ang mga uri at indibidwal na sama-samang nagsusulong ng pakikibakang ito ay di dapat mapagwatak-watak ng mga pagkakaiba ng pananaw sa daigdig. Di rin dapat maubos ang kanilang enerhiya sa mga debate sa relihiyon na habang humahaba nang humahaba ay walang nakikinabang kundi ang mga mapagsamantala na dapat kinokonsentrahan ng nagkakaisang pagtudla.

Ginagarantyahan ang paggagalangan ng mamamayan sa karapatang hawakan ang magkakaibang pananaw sa relihiyon, ngunit ibang bagay ang mga kontra-rebolusyonaryong pagkilos. Susupilin ng itatayong rebolusyonaryong pamahalaan ng mamamayan ang anumang aksyong pumipinsala sa interes ng sambayanan kahit magkaroon ng pagtatangkang gamitin ang relihiyon para bigyang-matwid ang mga pagkilos na ganito. Ipagtatanggol ang mga tagumpay ng rebolusyon laban sa mga tangkang ibalik ang paghahari ng mga mapagsamantala at mapang-api.

## Pagbigo sa diktadura

Pilit na ginagamit ng diktadurang US-Marcos ang usapin ng relihiyon sa tangkang papanghinain ang pagkakaisa ng masa at pinsalain ang kanilang rebolusyonaryong pakikibaka. Ipinatutupad nito ang "Planong Banzer" na ginamit sa Amerikang Latina sa panunulsol ng CIA [AB, Enero 1983], na nagsasabing ituon ang atake sa militanteng mga tao ng simbahan bilang mga indibidwal, at ang dayuhang mga kleriko na palalabasing may kaugnayan sa pandaigdigang kilusang Komunista.

Sinisikap ng diktadura na kabigin ang pamunuan ng malalaking institusyong relihiyoso, at hawak na nito ang pamunuan ng isang katutubong sekta na absolutong nagdidikta ng pampulitikang paninindigan sa lahat ng mga kasapi. Tinatangka ng diktadura na kabigin nang buo ang mga obispong Katoliko sa pamamagitan ng paghikayat sa kanila na lumahok sa programa nitong "KKK." Nitong huli, kinastigo ang mga upisyal na militar kaugnay ng reyd sa palasyo ng obispo sa Isabela.

Ngunit nabibigo ang mga hakbang ng rehimen. Hindi itinitigil ng maraming relihiyosong institusyon at ng mga tauhan at maging mga lider ng mga ito ang mga aktibidad na nagpapahigpit sa ugnayan nila sa masa at nagtataguyod sa mga pakikibaka ng mamamayan. Dumarami pa ang mga balangay, selula at kasapi ng CNL. At sa bayan nating matagal na naging balwarte ng Kristyanismo sa Asya, ibayong tumatatag at sumusulong ang pambansa-demokratikong rebolusyong pinamumunuan ng Partido Komunista ng Pilipinas. ●

## Agribisnes ng US

# Peste sa agrikultura ng mga malakolonya

Noong 1981-82, nag-eksport ang US ng ₱444,000-milyong halaga ng mga produktong agrikultural sa maraming bayan. Ang kalakhan nito'y produkto ng sampung pinakamalalaking agro-korporasyon ng US tulad ng Cargill, General Foods, at Castle & Cooke.

Isa lamang ito sa mga manipestasyon ng ibayong pagpapalawak at hawak ng monopolyong kapital ng US sa agrikultura ng mga malakolonya sa Asya, Aprika at Amerikang Latina. Lumaki ang interes ng monopolyong kapital sa mga malakolonya dahil higit na mababa ang gastos sa produksyon sa mga bayang ito at kumikita



sila nang malaki sa pagbebenta sa mga bayang kapitalista ng mga produkto mula sa mga malakolonya. At dahil sa monopolyong hawak nila sa produksyon at distribusyon, namamanipula nila para sa sariling pakinabang ang bentahan at bilihan, laluna ng pagkain, sa pandaigdigang saklaw.

Isang tipikal na halimbawa ng monopolyo ng US sa agribisnes ang Cargill, ang pinakamalaking mangangalakal ng butil sa daigdig ngayon.

| AGRO-KORPORASYON | Produkto | Benta noong 1981 (× milyong piso*) | Subsidyaryo/aktibidad sa Pilipinas |
|---|---|---|---|
| CARGILL | Butil (trigo, mais, utaw) | 308,000 | pagmusuplay ng trigo, mais at utaw |
| REYNOLDS INDUSTRIES | Tabako, sariwa't delatang prutas | 128,612 | Phil. Packing (Del Monte); pagmusuplay ng tabako, lisensya sa paggawa ng sigarilyo |
| KRAFTCO | Bakahan, gatas, keso | 112,321 | Kraftfoods (Phils.) |
| GOODYEAR TIRE & RUBBER | Goma | 100,738 | Goodyear (Phils.), plantasyon ng goma, mga produktong goma |
| GENERAL FOODS | Kape, produktong niyog, mantika | 87,395 | General Foods (Phils.) at Franklin Baker Co. |
| MONSANTO | Binhi, pestisidyo | 76,450 | paggawa ng pestisidyo, pagbebenta ng kemikal |
| UNITED BRANDS (United Fruit) | 85% ng saging sa mundo; prutas, gulay | 43,637 | Tagum Development Corp. (Tadeco) |
| CARNATION CO. | Gatas, sorbetes, keso | 36,894 | Carnation (Phils.) |
| CASTLE & COOKE | Sariwa't delatang prutas at gulay | 19,899 | Dole (Phils) at Standard Phil., pinya, saging, rantso |
| AMERICAN STAR | Asukal | 18,953 | hawak sa Victorias Milling Co.; pagbili sa kalahati ng ine-eksport nating asukal |

(* P1 = $0.09 ; $1 = P11)

Saklaw ng magkakaugnay na mga operasyon ng Cargill ang US, Canada at 36 pang bayan. Taun-taon, may 40 milyong tonelada ng trigo, mais at utaw (*soybean*) ang binibili, iniimbak, pinatutuyo at pinoproseso sa ilandaang planta nito at ihinahatid ng sariling mga bagon ng tren, trak at sasakyang-dagat sa iba't ibang bayan. May mga planta rin ito ng pagkain ng hayop sa 21 bayan, mga plantasyon, rantso, pangisdaan sa karagatan at minahan ng asin. Monopolyo rin ng Cargill ang pagbebenta ng mga bagong binhi ng trigo at utaw.

Nasa likuran ng Cargill at ng agribisnes ng US ang buong kapangyarihan at lakas ng gubyernong US, ng Bangkong Mundyal at iba pang malalaking institusyon sa pananalapi't pananaliksik. Kasosyo at kasabwat din nila ang mga lokal na papet na rehimen sa mga malakolonya.

Pamumuhunan

Sa nakaraang 15 taon, ibayong pinasok ng mga agro-korporasyon ng US ang atrasadong agrikultura ng mga bayang malakolonyal. Napakalaki kasi ang pakinabang nila mula sa mababang pasahod at tinatamasang ispesyal na mga pribilehiyo. Samantala, patuloy na lumalakas ang konsumo sa mga kapitalistang bayan sa mga pagkain at hilaw na materyales na nagmumula sa mga malakolonya, habang lumalaki ang pangangailangan ng mga malakolonya sa pagkain, kagamitan at suplay sa pagsasaka.

Ang ilan sa mga pribilehiyong ipinagkakaloob sa kanila ng mga rehimeng papet ng US ay ang walang pigil na pag-uuwi ng ganansya, paglilibre sa buwis, subsidyo o tulong na salapi ng gubyerno, proteksyon sa kanilang mga operasyon, at karapatang humawak ng malaking parsela ng lupa sa halagang parang inaamitan lang. Kayat pagpasok ng mga korporasyong ito sa mga malakolonya, nadudurog sa paglaon ang lokal na kumpitensya. Sa gayon, nananatili ang kanilang monopolyo sa agrikultural na produktong pang-eksport ng mga malakolonya habang bihag na pamilihan pa rin nila ang mga bayang ito.

Sa pangangayupapa sa interes ng agribisnes ng US, wala nang tatalo pa sa rehimeng militar sa Brazil at sa pasistang pangkating Marcos.

Sa Brazil, isinangkalan ng rehimen doon ang "pagpapaunlad" sa mayamang rehiyon ng Amazon para ipasa nang halos libre ang libu-libong ektaryang lupa sa Swift & Armour, Goodyear at iba pang nais magpundar ng mga plantasyon at rantso. Binabawasan pa ng kalahati ang kanilang buwis kapag nagtayo sila ng mga planta sa pagpoproseso na siya naman talagang balak ng mga kumpanyang nabanggit. Bago ito, nangutang nang nangutang ang rehimeng militar sa mga bangkong dayuhan para ayusin ang imprastruktura sa rehiyon na iginigiit ng monopolyong kapital. Isa itong dahilan kung bakit pinakamalaki ngayon sa daigdig ang utang panlabas ng Brazil.

Dito sa Pilipinas, ang programang "pangkaunlaran" (na nakapako sa pag-eeksport ng produktong pagkain at hilaw o prinosesong materyales at umaasa sa monopolyong kapital) na ipinatutupad ng Bangkong Mundyal sa rehimeng Marcos ang nagiging tuntungan ng agribisnes ng US para ibayong makapagpalawak at makapagkonsolida.

Halimbawa, ang mga korporasyong tulad ng Castle & Cooke (may 30 subsidyaryong kumpanya sa Amerikang Latina at Asya) at Del Monte (subsidyaryo ng Reynolds Industries na may 36 na plantasyon, 12 planta sa paggawa ng lata, 72 plantang nagpoproseso't nagdedelata ng pagkain at pitong laboratoryo sa pananaliksik na nakakalat sa daigdig). Dati, limitado ang dalawang ito sa pagtatanim, pagdedelata at pagluluwas ng pinya mula sa Pilipinas. Ngayon, pumasok na rin sila sa pagbabakahan at sa pagtatanim ng saging, kape at palay. Kamakailan nga, ang Pilipinas ay ginawang sentro ng operasyon ng Castle & Cooke para magpalawak sa timog-silangang Asya at konsolidahin ang hawak sa pamilihan ng prutas sa Japan at Gitnang Silangan.

## Masamang epekto

Sa mga malakolonya na ang ekonomya'y nakasandig pa sa agrikultura, ang ibayong pagpapalawak at kontrol ng agribisnes ng US ay nangangahulugan ng mas malaking pakinabang para sa mga imperyalista, sa kapariwaraan naman ng ekonomya't mamamayan ng mga bayang ito.

Nababaluktot ang mga priyoridad sa pagsasaka. Malaking bahagi ng lupa, pondo, at lakas-paggawa ang itinutuon sa paglikha ng mga produktong di naman tumutugon sa lokal na pangangailangan--sa pagkain ng mamamayan at hilaw na materyales para sa industriya.

Nawawalan tuloy o kinakapos ng pagkain ang mga tao sa mga malakolonya habang napagkakaitan ang lokal na industriya ng kailangang hilaw na materyales. Ganito ang nangyari sa Kenya, Uganda at Zaire (mga bayan sa Aprika) na bago pumasok ang dekadang 1970 ay manaka-nakang nakapag-eeksport pa ng sobrang butil. Di man naging malubhang problema ang pagkain sa Thailand at Sri Lanka, lumaki naman taun-taon ang pag-iimport nila ng trigo, gatas, karne, isda at ibang pagkaing delata.

Isa pa, nababansot ang lokal na pamumuhunan kaugnay ng agrikultura. Sa maraming bayang malakolonyal, kailangan pang buu-buong angkatin nang mahal ang mga planta sa pagpoproseso ng pagkain at ang kalakhan kundi man ang lahat ng kailangang hilaw na materyales hanggang sa pormula sa paggawa ng pestisidyo.

## Pagsasamantala, represyon

Sa mga lugar sa kanayunan na pinasok ng agribisnes ng US, nagkakaroon ng mga pagbabago sa katayuan ng mga uri at kasabay na pagsidhi ng pagsasamantala sa mga magsasaka at manggagawang bukid. Ang mga pagbabagong ito'y itinulak ng pagpapalaganap ng agribisnes ng US ng sistemang kontraktwal (kontrata sa pagtatanim, kontrata sa pangangasiwa't pagbebenta) at ng paglakas ng relasyong pasahod sa pagsasaka.

Sa ilang lugar sa Pilipinas, ang sistemang kontraktwal ay humantong sa pagiging kasamá ng dating nagsasariling magsasaka. Sa ilalim ng lubhang di-pantay na kontrata sa pagtatanim, wala pang 20 porsyento ang nagiging parte nila sa produkto at ang natitira'y napupuntang lahat sa kumpanya. Samantalang pinapasan ng magsasaka ang lahat ng gastos sa produksyon, ang kumpanya ang siyang nagtatakda ng gagamiting kemikal, kalidad at presyo ng kanilang produkto. Sa pagbagsak ng kanilang kabuhayan, umalpas din mula sa kanilang mga kamay ang kontrol sa lupa.

Ang mga dating kasamá naman ay nagiging sahurang manggagawa sa mga plantasyon at mga planta sa pagpoproseso. Dito, itinatali sila ng monopolyong kapital at mga kasabwat nito sa sistemang kota para mapiga nang husto ang sobrang halagang nalilikha nila.

Samantala, sinusuhayan ng sistemang kontraktwal ang pang-ekonomyang kapangyarihan ng mga panginoong maylupa at kumprador na kapitalista. Walang iniintindi ang mga panginoong maylupa habang ginagastusan ng mga agro-korporasyon ang pagpapaunlad sa kanilang lupain at bina-

bayaran sila ng ₱300 hanggang ₱500 upa (1978) bawat ektarya, isang taon. Kaparte naman ang mga kumprador na kapitalista sa mga pribilehiyong ibinibigay ng rehimeng Marcos sa mga imperyalista, kasama na ang pagkontrol sa daan-daang ektaryang lupaing "publiko" at eksempsyon sa buwis.

Mangyari pa, ang ibayong pagpapalawak ng agribisnes ng US sa mga malakolonya ay nagpapasidhi sa pangangamkam ng lupain, laluna ang mga lupain at reserbasyon ng mga minorya. Madalas, kinakasangkutan ito ng mga ahensya at sandatahang lakas ng mga papet na gubyerno. Pero ang pinakamabigat na implikasyon nito para sa mamamayan ay ang pagsidhi ng kontra-rebolusyonaryong kampanyang inilulunsad ng mga papet na rehimen para protektahan ang interes ng monopolyong kapital at mga lokal na naghaharing uri.

Sa bagay na ito, walang ipinag-iba ang mga agribisnes sa iba pang larangan ng industriya o negosyo na hawak ng monopolyong kapital. Sa pangangalaga at paghahabol sa kanilang interes, hindi nangingimi ang mga monopolyong kapitalista na gumamit ng iba't ibang paraan--kabilang na ang pagpapabagsak sa mga demokratikong pamahalaan at paggamit ng dahas laban sa mamamayan.

Isa sa mga bantog na kaso ang pagbagsak ng gubyerno ni Jacobo Arbenz sa Guatemala noong 1954, sa kudetang isinagawa ng pasistang militar doon sa panunulsol at suporta ng US. Nangyari ito matapos kumpiskahin ni Arbenz ang mga ari-arian ng United Fruit (United Brands ngayon) at simulan ang reporma sa lupa.

Sa ilalim ng papet na rehimeng US-Marcos, papalaki nang papalaki ang interes ng agribisnes ng US sa kanayunan ng Pilipinas. May kontrol sila sa mga modernong teknolohiya sa pagsasaka, ang pandaigdigang pamilihan sa agrikultura ay minamanipula nila, at aktwal na pumapasok ang kanilang puhunan sa malalawak na lupain. Sa pakikibaka ng uring magsasakang Pilipino sa magkatulong na paghahari ng imperyalismong US at pangkating Marcos, nagiging bahagi sila ng pakikibaka ng mga mamamayan ng Asya, Aprika at Amerikang Latina laban sa dominasyong imperyalista at mga lokal na naghaharing uri. ●

BALITA

## Bikol

Sa dalawang reyd ng Bagong Hukbong Bayan sa Bikol, nakasamsam ang mga Pulang mandirigma ng siyam na riple at nakapatay ng anim na sundalong PC.

Noong Hulyo 25, nireyd ng hukbong bayan ang ditatsment ng 61st PC Bn sa Coco, Pasacao, Camarines Sur. Apat na M16 at isang M203 ang kinumpiska ng mga gerilyang bayan at anim na sundalong PC ang kanilang napatay.

Nitong Agosto 23, nilusob ng isang yunit partisano ang bahay ng kapitan ng baryo Tuburan sa Ligao, Albay, at kinumpiska rito ang dalawang M16 at dalawang ripleng kalibre .22 nang hindi kinailangang magpaputok. Ang kapitan ng baryo, na retiradong tinyente-koronel, ay wala sa bahay nang isagawa ang reyd.

Samantala, pinarusahan ng BHB si Jesus Obiasca noong Agosto 11, isang araw matapos siyang parangalan ng rehimen bilang "Namumukod-tanging CHDF ng Taon" sa Kabikulan. Si Obiasca, isang pusakal na pasistang ahente, ay ginawaran ng sentensya sa Balolo, Guinobatan, Albay. ●

*(Silyab)*

## Samar

Limang M16 ang nasamsam ng BHB nang ambusin ng mga gerilyang bayan ang isang lakas-platung patrulya ng PC noong Agosto 17 sa Llorente, Eastern Samar. Hinintay ng mga kasama na makatawid ng ilog ang malaking bahagi ng patrulya at saka nilipol ang limang sundalong di pa nakakatawid.

Noon namang Agosto 22, sinalakay ng BHB ang upisina, imbakan at lagarian ng San Jose Timber, ang pinakamalaking kumpanya ng pagtotroso sa isla. Tinatayang nagkakahalaga ng ₱56 milyon ang nasunog at nawasak. Ang kumpanya ay pag-aari ng minister sa depensa, si Juan Ponce Enrile, at ginawang sentro ng 15th IB (PA) at ng "Lost Command" ng PC para salakayin ang mga mamamayan sa paligid ng konsesyon. Mahigit ₱10-milyong ari-arian ng kumpanya ang sinira ng BHB noong 1981. ●

*(Koresponsal)*

## Lenggwahe

May 3,000 mag-aaral at guro mula sa iba't ibang iskwela ang nagrali sa Liwa-

sang Bonifacio noong Agosto 19 para batikusin ang pagdiin sa Inggles bilang wikang panturo at tutulan ang pagtaas ng matrikula sa mga paaralan.

Ang pakanang gamitin ang Inggles bilang wikang panturo, maski sa mababang paaralan, ay idinikta ng Bangkong Mundyal sa rehimeng Marcos.

Samantala, bagamat pataas nang pataas ang matrikula sa mga paaralan, nananatiling mababa ang sahod ng mga guro at pasama nang pasama ang pasilidad sa mga paaralan. Tinuligsa ng mga nagrali ang ganitong tunguhin, lalo't ang ginagawang dahilan para itaas ang matrikula ay ang pagpapataas ng sahod ng mga guro at pagpapabuti sa mga pasilidad sa iskwela. ●

## Paghuhugas-kamay

Pansamantalang itinigil ang gawain ng komisyong nag-iimbestiga sa pagpatay kay dating Senador Benigno Aquino Jr. bunga ng paghaharap sa Korte Suprema ng pagtutol ng tatlong grupo ng abugado sa komposisyon ng komisyon.

Ang komisyon, na binuo ni Marcos para palitawing hindi kagagawan ng rehimen ang asasinasyon, ay pinamumunuan ni Enrique Fernando, ang punong mahistrado ng Korte Suprema na muling hinirang ni Marcos noong isang taon. Ang iba pang kagawad ng komisyon ay mga dating mahistrado na nananatiling tapat kay Marcos.

Binatikos din ng iba pang grupo at indibidwal ang komposisyon ng komisyon, at piniket pa ng mga istudyante ang bahay ni Fernando.

Bago sinuspinde ang gawain nito, sinimulan ng komisyon ang pagsisiyasat sa pamamagitan ng pamamasyal sa Manila International Airport na pinangyarihan ng pagpatay. Hindi man lang nito ihinanay sa unang sisiyasatin ang mga sundalong naatasang magbigay ng "siguridad" kay Aquino. Kayat marami ang kumbinsidong walang mangyayari sa pagsisiyasat nito kundi ang paghuhugas-kamay ng rehimen. ●

## Demolisyon

Daan-daang pamilyang maralita ang nawalan ng tirahan nang gibain ng gubyerno ang mga bahay nila sa baranggay Mariana, Quezon City, at sa Isla Puting Bato, Tondo, Maynila, nitong Setyembre 12-13 matapos supilin ang militanteng pagtutol ng taumbayan.



Nagbarikada ang mga tagaroon at nilabanan ng bato, bote at bombang *molotov* ang mga lumusob na pulis at pangkat ng demolisyon. Marami ang nasugatan at ang ilan ay natamaan nang paputukan sila ng mga pulis.

Nakatakdang gibain ang sampu-sampung libo pang bahay ng mga maralita sa Metro Manila. Gayunman, noong Agosto ay matagumpay na nailabanan ng Koalisyon Laban sa Demolisyon ang pagtatangka ng gubyerno na palayasin ang mga naninirahan sa Pook Dagohoy, Ricarte at Palaris sa Quezon City. ●

## Nangatwiran

Binigyang-matwid ng minister ng depensa, si Juan Ponce Enrile, ang pagreyd sa bahay ng obispo at kalapit nitong kumbento sa Ilagan, Isabela, noong Agosto 23 at 24.

Ang mga reyd ay isinagawa batay diumano sa sumbong na nagtatago sa bahay ng obispo ang anim na "rebeldeng pari," kasama si Conrado Balweg, at naroon naman daw sa kumbento ang isang armadong babae na may dala-dalang mga subersibong dokumento. Hinalughog ng militar ang dalawang lugar subalit wala silang nahanap.

Nagprotesta ang obispo na hindi ipinaalam sa kanya ang balak na pagreyd, ayon sa napagkasunduan ng mga pinuno ng simbahan at gubyerno. Isa pa, ang mga mandamyentong *search warrant* na ginamit ng militar ay walang numero at tatak ng hukumang nagpalabas ng mga ito.

Ikinatwiran ni Enrile na "mas mabuti nang nagkamali kaysa hindi kumilos." Bilang pampalubag-loob, kinastigo ni Brig. Hen. Alexander Felix, kumander ng AFP sa hilagang Luson, si Brig. Hen. Thomas Manlongat, kumander ng PC sa Cagayan Valley, dahil sa pangyayari. ●

## Chile

Daan-daanlibong mamamayan ng Chile ang lumahok sa pambansang protesta laban sa rehimeng US-Pinochet noong Setyembre 8. Lima ang namatay, 91 ang nasugatan at may 1,200 ang inaresto nang supilin ng mga pasistang tropa ang protesta. Ikalima ito sa buwanang protestang sinimulan noong Mayo.

Sa kabila ng marahas na pagsupil sa protesta, patuloy na nangahas ang mga mamamayan sa pagtuligsa sa rehimen sa sunud-sunod na mga aksyong masa. Nitong Setyembre 11 ang ika-10 anibersaryo ng pag-agaw ni Pinochet ng kapangyarihan, sa tulong ng US, mula sa demokratikong pamahalaan ni Salvador Allende. Noong araw na ito, dalawa pa ang namatay, kaya't umabot na sa sampu ang namatay sa nagpoprotesta.

Pagkaraan ng sampung taong paghaharing militar ng rehimeng US-Pinochet, nagdaranas ngayon ang Chile ng pinakamalubhang krisis sa ekonomya sa loob ng nakaraang 50 taon. ●

## Pakistan

Di kukulangin sa 15 tao ang namatay at marami pa ang nasugatan nang paputukan ng mga pulis ang isang militanteng demonstrasyon sa Sind, Pakistan, nitong Setyembre 13. Ika-30 araw noon ng maramihang pagprotesta ng mamamayan ng Pakistan laban sa pasistang rehimeng militar ni Zia ul-Haq. Bago nito, inamin ng gubyerno na 33 na ang namatay at 1,250 ang inaresto sa unang dalawang linggo ng protesta, bagamat tinatantya ng mga oposisyonista na mahigit 60 na ang namatay at mahigit 9,000 ang nakulong sa loob ng panahong iyon.

Ang tuluy-tuloy na kilusang protesta ay nasa pamumuno ng Kilusan para Ibalik ang Demokrasya, na kinaaaniban ng walong oposisyonistang partido. Ang kilusan, na nakasentro sa probinsya ng Sind, ay sinimulan noong Agosto 14, anibersaryo ng independensya ng Pakistan mula sa Great Britain.

Inagaw ni Zia ul-Haq, na siyang pangunahing target ng protesta, ang kapangyarihan noong 1977 mula sa pamahalaang sibil na pinamumunuan ni Zulfikar Ali Bhutto at itinayo ang paghaharing militar sa buong bansa. Pagkaraan ng isang taon, idineklara ni Zia ul-Haq ang sarili bilang presidente. ●

## Chile

Daan-daanlibong mamamayan ng Chile ang lumahok sa pambansang protesta laban sa rehimeng US-Pinochet noong Setyembre 8. Lima ang namatay, 91 ang nasugatan at may 1,200 ang inaresto nang supilin ng mga pasistang tropa ang protesta. Ikalima ito sa buwanang protestang sinimulan noong Mayo.

Sa kabila ng marahas na pagsupil sa protesta, patuloy na nangahas ang mga mamamayan sa pagtuligsa sa rehimen sa sunud-sunod na mga aksyong masa. Nitong Setyembre 11 ang ika-10 anibersaryo ng pag-agaw ni Pinochet ng kapangyarihan, sa tulong ng US, mula sa demokratikong pamahalaan ni Salvador Allende. Noong araw na ito, dalawa pa ang namatay, kaya't umabot na sa sampu ang namatay sa nagpoprotesta.

Pagkaraan ng sampung taong paghahari ng militar ng rehimeng US-Pinochet, nagdaranas ngayon ang Chile ng pinakamalubhang krisis sa ekonomya sa loob ng nakaraang 50 taon. ●

## Pakistan

Di kukulangin sa 15 tao ang namatay at marami pa ang nasugatan nang paputukan ng mga pulis ang isang militanteng demonstrasyon sa Sind, Pakistan, nitong Setyembre 13. Ika-30 araw noon ng maramihang pagprotesta ng mamamayan ng Pakistan laban sa pasistang rehimeng militar ni Zia ul-Haq. Bago nito, inamin ng gubyerno na 33 na ang namatay at 1,250 ang inaresto sa unang dalawang linggo ng protesta, bagamat tinatantya ng mga oposisyonista na mahigit 60 na ang namatay at mahigit 9,000 ang nakulong sa loob ng panahong iyon.

Ang tuluy-tuloy na kilusang protesta ay nasa pamumuno ng Kilusan para Ibalik ang Demokrasya, na kinasaniban ng walong oposisyonistang partido. Ang kilusan, na nakasentro sa probinsya ng Sind, ay sinimulan noong Agosto 14, anibersaryo ng independensya ng Pakistan mula sa Great Britain.

Inagaw ni Zia ul-Haq, na siyang pangunahing target ng protesta, ang kapangyarihan noong 1977 mula sa pamahalaang sibil na pinamumunuan ni Zulfikar Ali Bhutto at itinayo ang paghaharing militar sa buong bansa. Pagkaraan ng isang taon, idineklara ni Zia ul-Haq ang sarili bilang presidente. ●